# LibReng mga pag-aaral sa KpcCenter

## ARABIC & KUWAITI DIALECT

For Men, every Thursday, 7:00-8:00pm, Friday 2:30-4:00pm

For Women, every Friday, 9:30-11:00am

## BASIC MASSAGE THERAPHY SEMINAR

For Women Only

Every Friday, 8:00-9:30am

## READING QUR'AN WITH TAJWEED

For Men, every Thursday, 6:00 to 8:00pm

For Women, every Thursday & Friday, 5:00 to 8:00pm

## FOR REGISTRATION, CALL KPCCENTER

Tel. 24712574 ext. 111 (women), 102 (men)




المركز الكويتي الفلبيني الثقافي

Kuwait Philippine Cultural Center

UPANG TAYO'Y MAGKILALANAN ... لنتعارف

24712574

# PAG-USAPAN PO NATIN!

Chief Patron
Mohammad Ismail Al-Ansari
Editor
Ullessis Ahmad Yusuf Abaya, Sr.
Review and Approval Committee
Ust. Marouf Baraguir Ali
Ust. Muslimin Palami Bhiruar
Bro. Muhammad F. Sumaway
Bro. Ahmad Yusuf U. Abaya
Usta. Halima Mantawil
Designer
Nader Bellal
PUBLISHED BY
KPCCCenter
Farwaniya, Block 1
Street 74 corner Street 72
Building 12, Floor 8
Phone (965) 24712574
Fax (965) 24712574 (102)
Hotline: 97802777
www.kpccenter.com
Email: pagusapan@gmail.com

Khalid Abdullah Al-Sabea
General Director
Shk. Abdulhadie Gumander
Executive Director
Ust. Marouf Baraguir Ali
Assistant Executive Director
Men Section
Usta. Halima Mantawil
Assistant Executive Director
Women Section






مؤسسة زخرف للدعاية والإعلان
Zukhruf Advertising Agency

Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang monthly publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng maiinam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ang KPCCenter ay bumabatay sa mga katuruan, mga kahalagahan, at mga kaugaliang pang-Islam. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na nag-aanyaya sa lahat ng mga relihiyon at mga sektor upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.

*Ang mga nilalaman, pananaw at mga opinyong nailathala sa magazine na ito ay di kailangang kumatawan ng KPCCenter, kahit pa ito ay isinulat ng isang empleyado nito. Ang lahat ng pagsisikap ay ginagawa upang maiwasan ang pagkakamali sa mga impormasyong nilalalaman ng mga artikulo, ngunit, walang pananagutan kahit anuman ang maaaring ipagpalagay sa magazine na ito o sa tagapaglathala nito, ang KPCCenter.*

*Para sa mga komento at mga katanungan, magpadala ng e-mail sa:*

**pagusapan@gmail.com**

| ADVERTISING RATES | Original Rates KD | 6 Months 20% Discount | Yearly 30% Discount KD | |
|---|---|---|---|---|
| Regular Full Page | 100 | 80 | 70 | 840 |
| Half Page | 50 | 40 | 35 | 420 |
| Quarter Page | 25 | 20 | 17.5 | 210 |
| Inside Front Cover Full Page | 150 | 120 | 105 | 1,260 |
| Inside Back Cover Full Page | 150 | 120 | 105 | 1,260 |
| Back Cover Full Page | 200 | 160 | 140 | 1,680 |
| Center Spread Pages | 200 | 160 | 140 | 1,680 |
| For more information, call 24712574 ext. 109 | | | | |

# Editoryal

Ullessis Ahmad Yusuf Abaya, Sr.

*Naging matagumpay ka noong nakapagtapos ka sa kolehiyo. Muli kang nagtagumpay nang ikaw ay nagkaroon ng trabaho. Sa bawat bansa, mayroong tinatawag na minimum na sahoran at madalas nating naririnig ang mga debate tungkol sa kung ano ba talaga ang tama. Katunayan ay mayroon tayong mga kababayan sa Kuwait na kumikita mula sa 100 fils ang isang oras hanggang 10 dinar ang isang oras. At ito ay tumatakbo nang walang anumang interbensyon ng gobyerno. Bakit may mga taong kumakayod ng 100 fils para sa isang oras habang ang ibang tao ay maaaring makagawa ng 10 dinar para sa isang oras? Ang sagot ay: ang saysay o halaga na dala nila sa oras na iyon. Ito na ang pangyayari simula noong unang panahon hanggang sa ngayon. Kapag ang isang tao ay magkakaroon na ng mahalagang kakayahan, maraming mga taong handang bayaran siya ng mahal dahil dito. At muli nasa atin ang pagpili. Maaari tayong pumili na maging isang taong mahal ang kakayahan, o maaari tayong patuloy na kumakayod lamang para sa minimum na sahod. Iyan ang totoo, huwag ka nang malito pa. Kung ang iyong sahod ay mababa tawag nila dito ay tadhana. Kung ito ay mataas, tawag na nila dito ay tagumpay.*

*Ngayon ano ang kahulugan ng tagumpay? Ano sa paningin mo ang tumutukoy kung ang isang tao ay matagumpay o hindi? Para sa ilan ito ay pagkakaroon ng maraming pera, para sa iba pagkakaroon ng kalayaan ng oras sa paglalaro ng basketball minsan sa isang lingo. Para sa iba ito ay ang pagpapalaki ng mga anak at mapaaral sa Kuwait Philippines International School o pagkakaroon ng maraming kaibigang may TFC o GMA at internet. Bawat isa sa atin, may iba't-ibang kahulugan kung ano ang tagumpay para sa iba, at kung ano ang tagumpay para sa ating mga sarili. Ngunit ang mas importante sa dalawa ay sa kung paano natin sukatin ang tagumpay para sa ating mga sarili, hindi ang sa iba.*

*Upang magkaroon ng tagumpay sa ating buhay ay dapat muna nating itakda, sa ating sarili mismo, kung ano itong pagiging matagumpay at pagkatapos ay itakda ang ating mga puso at isip sa pagkamit nito. Ang mga pangunahing pundasyon sa pagtatagumpay ay ang pagtatakda ng mga layunin dahil kapag nakamit mo na ang mga layunin, ikaw ay nagtagumpay. Dapat mapagtanto mo sa iyong sarili kung ano ang tunay na tagumpay. Hindi palaging ang ibig sabihin nito ay pagkakaroon ng isang magandang trabaho, o sariling negosyo na biglang nagkakahalaga ng milyon-milyon. Ang tunay na tagumpay ay maaaring ang pagkakaroon ng isang disenteng trabaho, ang pag-aasawa, pagkakaroon ng iyong sariling katamtaman na bahay sa isang maliit na pulutong at maglagay ng bubong sa iyong pamilya. Habang ang tao ay masaya sa kanyang kinalalagyan siya ay may tagumpay at hindi bigo.*

*Hindi lahat ng tao ay kayang abutin ang langit ngunit hindi nangangahulugan na sila ay bigo. Sa bandang huli, pagkatapos ang lahat, pagdating mo sa itaas ay wala ka nang iba pang mapupuntahan maliban sa pababa. Ito ay matatawag pa rin na tagumpay.*

*Quotes about Success:*
*Success consists of going from failure to failure without loss of enthusiasm. (Winston Churchill)*
*If at first you don't succeed, failure may be your style. (Quentin Crisp)*
*If at first you don't succeed, skydiving is not for you. (Arthur McAuliff)*
*If at first you don't succeed, destroy all evidence that you tried. (Author Unknown)*
*If at first you don't succeed, try, try again. Then give up. There's no use in being a damn fool about it. (W.C. Fields)*

# Araw ng Pagtatapos

*Ang araw ng pagtatapos ay isang parangal na ibinibigay para sa mga estudyanteng maluwalhating nakatapos ng pag-aaral at makatanggap ng kanilang diploma. Ito ang pagpapatunay ng kanilang napagtagumpayan sa loob ng mga taon nang pagsisikap at pagpupunyagi. Sinasabing ang araw na ito ang simula ng panibagong kabanata ng buhay ng isang mag-aaral tungo sa mas malawak pang karanasan. Kalimitan nang idinaraos ang selebrasyon ng pagtatapos tuwing huling linggo ng Marso o sa pagsisimula ng buwan ng Abril.*

*Ang pagtatapos mula sa kolehiyo ay isang mahalagang pangyayari sa kasaysayan sa buhay ng isang tao. Ano na ang susunod? Ano ang nasa hinaharap? Para sa ilang mga mag-aaral, ang kolehiyo ay isang pangunahing layunin, ngunit sa katotohanan ito ay isang kasangkapan lamang sa iba pang mga dapat gawin. Bahagi ng pakikipagsapalaran ay alamin kung sino ka ba talaga at kung ano ang iyong halaga sa mundo. Para sa mga tipikal na mga kabataan, ang pagtatapos mula sa kolehiyo ay ang pagiging nasa hustong gulang na. Para sa iba ito ay ang isang daan lamang na kinakailangan para sa mga mas kanais-nais na akademiko at iba pang mga propesyonal na mga posisyon. Ngunit para sa mas nakararami, ito na ang panahon upang magsimulang maghanap ng sariling hanap buhay. Iilan lamang ang nagiging matagumpay, mas marami ang napipilitang mag-trabaho kahit sa mga sitwasyong hindi naaangkop.*

*Tandaan, ang paghahanap ng trabaho ay isang trabaho. Maaari kang magtagumpay, ngunit hindi ganoon kadali. Masiyahan ka sana sa magandang panahon at subukan ang hindi mag-alala tungkol sa mga di kanais-nais. Karamihan sa atin ay nagbabago ng trabaho at karera ng maraming beses - at karamihan din sa atin ay nasisante ng hindi bababa sa isang beses sa ating buhay. Ngunit ang lahat ng mga ito ay mas magaan para sa mga nakapagtapos. Maligayang bati sa inyong mga nakakamit. (UAYA)*









# KUNG ANO ANG TAGUMPAY

*Ang pagiging malinaw kung ano ang kahulugan ng tagumpay ay ang unang hakbang upang makamit ang tagumpay. Ang pinakamagandang kahulugan ng tagumpay ay ang pagkumpleto ng anumang bagay na hinahangad. Sa ibang salita, ito ay pagtatapos kung ano ang binalak na gawin at paggawa nito sa paraang iyong ninanais.*

*Ito ay isang paglalakbay, at tulad ng lahat ng mga paglalakbay, ikaw ay maaaring maglalayag sa mahinahong tubig at mag-alma sa mga bagyo. Kung manatili ka sa iyong paglalayag maabot mo ang iyong daungan. Ang bawat tao ay may karanasan ng pagkawasak at pagkalunod. Ang kanilang pinaka-tanging pangarap ay nawasak sa kabila ng pinakamahusay na mga pagsusumikap. Ang pagkakaiba sa pagitan ng mga taong matagumpay sa buhay at sa mga taong hindi ay hindi sa bilang ng pagkalunod o kaya's sa kalubhaan ng mga bagyong dinaranas. Ang kaibahan ay sa kanilang pagtitiyaga. Ang pagtitiyaga upang makumpleto ang paglalakbay. Para sa ilan, mas pinili ang pagtayo muli ng isa pang barko pagkatapos ng isa pa hanggang sa maabot nila ang kanilang daungan. Karamihan ay isinuko agad ang paglalakbay dahil lamang sa kapirasong bahura.*

*Ang tagumpay ay isang proseso. Ito ay isang walang humpay na pagpapadalisay sa diskarte hanggang ang isang bagay sa wakas ay gumagana. Nagsisimula ang tagumpay sa pagtatag ng layunin, at ito ay sinundan ng aksyon. Hindi na kailangan pang maging perpekto ang iyong mga layunin at mga aksyun. Ang susi sa tagumpay ay ang simulan agad ito, saan ka man naroroon at ano man ang iyong kinalalagyan; sa paglipas ng panahon, ang iyong paningin ay maging malinaw at ang iyong mga aksyon ay mapabuti.*

*Ang isa pang pangalan para sa tagumpay ay pagkakadalubhasa. Kapag kayo ay maging dalubhasa sa isang bagay, malalaman mo kung ano ang karapat-dapat gawin upang makuha ang gusto mong mga resulta. At maaari mong gawin ang pamamaraan na ito nang paulit-ulit ulit upang masiguro ang magkakasunod-sunod na mga gantimpala.*

*Ang pagpapadalubhasa ay ang pagtitiyaga sa lahat ng panahon. Yaong mga taong nakahanap ng mga bagay na kapaki-pakinabang mula sa pagtitiyaga ay pinahalagahan ang patuloy na pagpapabuti sa kanilang mga sarili. Ito ay magpapahintulot sa iyo na gawin at magtagumpay sa anumang balakid. Sa labis na pang-uudyok sa sarili, mas higit na mapabuti ang mga pagkakataon ng tagumpay kapag binuksan mo ang anumang mga bagong gawain.*

*Ang tagumpay ay isang tuloy-tuloy na pag-aaral ng mga estratehiya. Ang pag-aaral na ito ay parehong teoretikal at praktikal. Sa kalaunan, kapag gumawa ka ng isang bagay na may sapat na katagalan, ikaw ay tunay na maging dalubhasa nito.*

*Ikaw ay nandito sa mundong ito upang ipahayag ang iyong mga potensyal. Ikaw ay nandito upang matuklasan ang isang buhay na may halaga at ang mga layunin na kanais-nais tuparin. Ang pinakamalaking sikreto sa buhay upang magtagumpay ay: hindi mo na kailangang gawin itong perpekto; sapat na ang masimulan mo ito at mapanatili hanggang marating ang dapat marating. Tayo ay hindi na umuusad dahil lagi nating hinihintay ang tamang panahon, ang tamang sitwasyon. Hangga't maaari ay simulan mo na ang paglalakbay, at simulan mo na ngayon. (UAYA)*










*Mga sagot ni Skh. Abdulhadie Gumander na itinala ni Bro. Abdullah Tabing*

# Tanong At Sagot

# Mga Bagay na Walang Kabuluhan

*Tanong:*
*Mayroon bang mga bagay na walang kabuluhan sa ating mga gawain?*

*Sagot:*

*Bismillah, wassalatu wassalamu'ala rasullilah, wa'ala alihi wassabihi waba'd.*

*Sa aking napag-alaman mula kay Ibn Ul-Qayyim Al-Jawziyyah mayroong sampung walang kabuluhang bagay ang kanyang nabanggit.*

*Una ay ang kaalamang hindi isinasagawa.*
*Pangalawa, ay ang mga gawang walang katapatan.*
*Pangatlo, ay ang tinggal na yaman, na hindi nakapagbigay kapakinabangan sa may-ari nito sa panahon ng kanyang buhay, ni hindi siya nagtamo ng anumang biyaya mula rito para saKabilang Buhay.*
*Pang-apat, ay ang isang pusong hungkag sa pagmamahal at pag-asam sa Allah, at walang pagnanais na mapalapit saKanya.*
*Pang-lima ay ang katawang hindi sumusunod at hindi naglilingkod sa Allah.*
*Pang-anim, ay ang pagmamahal sa Allah nang walang pagsunod sa Kanyang mga kautusan, ni hindi inaasam ang Kanyang kasiyahan.*
*Pang-pito, ay ang oras na hindi ginagamit sa paglilinis ng kasalanan o pagsunggab sa anumang pagkakataong makagawa ng kabutihan.*
*Pang-walo, ay ang isipang ibinubuhos sa pag-iisip sa mga walang saysay na bagay.*
*Pang-siyam, ay ang paglilingkod o pakikisama sa mga taong hindi makapaglalapit sa iyo sa Allah, ni hindi makabubuti sa iyong buhay.*
*At ang pang-sampu, ay ang mag-asam ng pag-asa o magkaroon ng pagkatakot sa sinumang nasa ilalim ng kapangyarihan ng Allah at ng Kanyang Kamay, gayong hindi siya makapagbibighay-kabutihan o kasamaan sa kanyang sarili, ni kamatayan, ni buhay, ni buhaying muli ang sarili.*
*Iyan po ang sampung walang kabuluhang bagay na nabanggit, ang Allah ang higit na nakaka-alam.*



*Para sa nais magtanong, mag-email sa: joselitotabing@gmail.com*

KUWAIT

Maki-ALAM!

Ni Joshua Yusuf Barbas

# Asawa Ko! 'Di Kabayan!



*Talagang sadyang iba't ibang mga tagpo, takbo at yugto ang matutunghayan natin sa mga Kababayang OFW sa kani-kanilang kwentong buhay at kapalaran na umiikot dito sa Middle East. Sa aking paglilibot at pakikisalamuha sa mga kabayan natin para makipagtalakayan at makikipag-usap, lumalabas na mas maraming mga kwento ang ibinahagi nila ay tungkol sa buhay mag-asawa dito sa Kuwait. Kaya sa pagkakataong ito, ang atin pong napiling kwento ay maaaring punahin ng iba na kakaibang buhay mag-asawa, sa iba nama'y maaring tataasan tayo ng kilay dahil sa mga mapagpunang mga ka'bayan na ito'y 'di tama at sa iilan nama'y maaaring humanga sa sitwasyon ng mga pagsasamang ito.*

*"Ah, ibang lahi ang asawa! pang-Kuwait lang yan!" "'di rin naman magtatagal 'yan," sabi naman ng iba, "syempre kailangan ng suporta sa upa sa renta ng bahay o k'warto at pagkain." "Ay naku, pag-ibig na 'nga naman, sa tuwing magigipit sa Kuwaiti kakapit. Ilan lang po ito sa mga reaksyon ng ilan, na ating nakolekta sa mga mapanuring mga Kabayan.*

*Ngunit ang mga involved sa pagsasamang ito ay may iba't ibang dahilan kung bakit nila ginusto na ma-uwi sa ganitong buhay. Tunay 'nga na ang ilan, ang intensyon talaga ay pang-Kuwait lamang, ang iba naman gusto talaga nila ang Pilipina o Pilipino kaysa sa tunay na kalahi, sa ibang kadahilanan naman ay pinansyal na dahilan at may iba naman ay mas nakitaan nila na mas sincere sa buhay ang ibang lahi kaysa sa Pinoy. Totoo kaya ito? Well, 'di natin maalis ang takbo ng iba't-ibang kagustuhan at desisyon ng bawat isa, sila ay may karapatang pumili kung sino ang kanilang pakikitunguhan. Sila ang ating tinagurian sa serye natin – Ang Asawa Ko, 'Di Kabayan. Ito po ang hain na ating pagsasaluhan ngayon.*

*Kwento number 1. Relasyon ng kabayan nating napa-ibig sa ibang lahi, ang lalaki ay Pinoy at Indiana ang asawa na taga-Goa, India. Mahirap ang pakikitungo sa isa't isa, sa unang mga taon ng kanilang pagsasama, mahabang adjustment ang naganap lalu na ang pamilya ng mga Indian sa kabayan nating si Troy na nagtatrabaho sa Subhan. Kasalukuyan ay may anak na sila na mahigit 2 years old na babae, na siyang nagpaganda pa lalu sa relasyon niya sa mga biyanan, na talagang isa sa adjustment na maituturing para sa kanya na lumaon din naman ay naging maayos ang pagtangap ng pamilyang Indiana sa ating bidang ito. Sadyang biruan lamang sa una ang naganap, ngunit ngayon matagal na silang nagsasama sa Hawally ng Indiana na maybahay niya. 6 years na silang kasal at dalawang ulit na rin naman naka-uwi sa India para magbakasyon at ang plano naman ay makapag bakasyon din sa atin ang mag-ina n'ya. Mahabang pasensya at magandang pakikitungo ang laging payo ng kapatid nating ito sa iba, para maging mas mainam ang takbo ng eksena ng relasyon. 'Di lamang pagkain, lenggwahe, pag-uugali o kultura ang dapat pagtuunan ng adjustment, kundi mas mahalaga ay pag-uunawaan, pagmamahalan at pagbibigayan ang mas prayoridad na sandigan sa buhay mag-asawa. Maraming salamat sa magiting na kapatid nating ito sa kanyang na-i-share. Nawa'y tumibay pa ang kanilang pagsasama.*

*Kwentong mag-asawa no. 2. Indonesian ang misis ng kababayan nating si Bewilson Mohammad Raheem, na nag-balik Islam noon para sa kasal ang unang intensyon para sa legal na pagsasama nilang mag-asawa, noong una ay may naging duda sa isa't isa dahil na rin naman sa magkaibang lahi, relihiyong pinaniniwalaan, salita at kultura. May layunin pa na pang-Kuwait lamang ang lahat ngunit nabago ang takbo ng relasyon, lumaon tumagal na ng 5 taong solid na pagsasama nila. 'Di pa pinagkalooban ng anak, ngunit may plano din naman. May paghahanda na sa taong ito ay makauwi at makapag-bakasyon sa Indonesia. Wala namang nakitang problema sa mga reaksyon sa pamilya ng babaeng Indonesia, maging kapwa kababayan at kasambahay sa Kuwait City. Pag-respeto sa ibang lahi ang natutunang aral niya sa kanyang asawa na noong una'y laging tingin sa sarili ay mas higit ang Pinoy kaysa sa ibang lahi dito sa Kuwait, natutunan din naman na wala sa relihiyon ang basehan para punahin ang ugali ng sinuman kundi sa mismong pag-uugali ng bawat isa. Payo ng kapatid nating ito sa mga may katulad din na kalagayan nila, ay napakahalaga ng respetuhan, tiwala sa isa't isa, pagbibigayan at 'wag sakalin sa karapatan o pag-sobrang higpit sa relasyon ng pagsasama o pag-aasawa. Napakagandang payo ito sa lahat nang nagsasama pa lamang o mag-asawa na.*

*Kwentong mag-asawa no. 3. Mga iba't ibang lahi na nakasal sa mga Pinay nating mga kabayan. Tulad ng* **Syrian** *na napamahal sa Pilipina na matagal narin silang nagsasama na umabot sa mahigit na 20 taon, laging pagmamalaki niya na mas mainam pa ang Pilipina kaysa sa tunay na kalahi nila, mas maasikaso sa bahay, sa mga bata at mas malinis sa usaping pangkalahatan sa tahanan at maging sa sarili. Dahil sa napuntahan*



*na rin ng ilang ulit ang Pilipinas ay bihasa na sa pagta-Tagalog. Kwento ng isa namang 'di gaanong pinalad sa takbo ng relasyon noon, lalu na sa karapatan sa anak na nasa Egypt na sa kasalukuyan, iniuwi nila noon para sa planong bakasyon lamang ngunit nangungulila na ngayon ang ating kabayan sa kanyang anak na nag-aaral na nasa elementary doon. Sa kasalukuyan okey naman ang takbo ng kanilang pagsasama dito sa Reggae kahit pa siya ay pangalawang asawa ng Ehipto. Ang akala pa ay 'di na makikita ang anak pero 'di naman masama ang intensyon ng asawang* **Masry** *kauuwi lamang niya galing bakasyon doon sa Egypt at nakita ang magandang kalagayan ng anak. Isa naman ay ang nakapag-asawa ng* **Bangladeshi** *ang Pinay na katulong noon na 'di alintana sa kanya ang puna ng ibang tao sa kanilang pagsasama ngunit maayos din naman at responsible ang napili niyang lalaki na isang Taxi Driver. Sincere sa kanilang pagsasama at siya ay binigyan din ng karapatang makapag-trabaho sa isang saloon sa City at may isang anak na sila ngayon kasa-kasama nila sa Salwa.* **Pakistani** *na nakapag-asawa ng Pinay na ang anak nila ay hati sa pagtanggap ng kultura at pag-uugali marunong mag-Urdu at bihasang mag-Tagalog, maasikaso sa bahay ang asawang taga-Islamabad, Pakistan, at maaalahaning may-bahay na taga-Laguna, doble ang pasaporte ng bata pati narin ang Ina. Normal na buhay pamilya ang takbo na nakikita ng inyong lingkod.*

*Kwentong mag-asawa no 4. Napakaraming bilang ng mga kababayang Pinay ang nakapag-asawa ng Kuwaiti at Arabo, normal na makikita ito kahit saanmang dako dito sa Middle East ang may ganitong sitwasyon, partikular din sa Kuwait, maraming bilang na ng mga kababayang Pilipina ang naging Kuwait citizen, maraming bilang din ang mga 'di pinalad sa relasyong ito, maraming bilang na rin ang nag-diborsyo dahil 'di tugma at 'di naging maganda ang takbo ng relasyon, mahabang adjustment sa relihiyon, ugali, salita at hilig na kinalakihan ang nabago, at napakarami pang iba't ibang kwentong makukulay ang mga naganap sa pag-asawa ng Kuwaiti. Sa aking pagtatanong maraming bilang na mga Arabo ang gusto talagang mapangasawa ang Pilipina kaysa sa local Kuwaitiya dahil iba na raw ang takbo ng pag-uugali ng mga babaeng kababayan nila kaysa sa noong araw, pero marami rin namang bilang ang mga umaabuso sa ating mga kabayang 'Pinay, saksi d'yan ang ating Embahada, pero mayroon din naman akong mga nakilala na ang inaabuso ay ang Arabong Kuwaiti sa pinansyal na aspeto at maging sa pagmamahal ay 'di naging totoo ang ilan nating kababayan.*

*Talagang walang isang kulay ang pwedeng ihambing o isagot sa usaping ito, na kung ating oobserbahan ay wala sa lahi o paniniwala ang magiging dahilan ng maayos na pagsasama lalu na sa pag-aasawa ng magkaibang lahi, tunay na nakabatay pa rin sa pag-uunawaan, pagbibigayan, respeto at pagmamahalang tunay. Nawa'y nagustuhan ninyo ang ating serye ngayon.*

*Maraming salamat sa mga kababayan nating walang sawa sa pagbibigay sa atin ng suporta at pagtangkilik sa ating mga artikulo sa buwanang magazine na ito. Sa loob ng 1 kalahating taon na namin, ay 'di kayo nagsawa sa mga kwentong buhay-OFW na mga naging huwarang mga bida na ating mga piling istorya at nawa'y napulutan din naman ito ng mga aral at basehan para panghawakan sa tunay na reyalidad ng buhay malayo sa ating bayang sinilangan.*

*ALAM N'YO BA? (Trivia)*
*Ang Kuwait ay may bilang na populasyon higit sa 3 millions sa kasalukuyang datos, (kasama ang mga expats) at naging pang-5 sa listahan ng 2009 na tala ng pinakamayayamang bansa sa buong mundo.*
*Ang Pilipinas ay tinatayang may bilang na 92 millions sa huling tala ng taong 2009, at tayo naman ay nasa 163 sa listahan ng mga mayayamang bansa out of 228.*
*Sources: www.wikipedia.org & www.cia.gov*

# PAG-ARALAN ANG ARABIK

Ni Usta. Halima Mantawil, Asst. Executive Director, Women Section, KPCCenter

## Lesson 10

| *Ang kahulugan sa Tagalog* | *Pagsasaling titik* | *Magkakasama na titik ng salitang Arabik* | *Magkakahiwalay na mga titik ng salitang Arabik* |
|---|---|---|---|
| *Oras* | *Saah (s) – Saat (pl)* | ساعة - ساعات | سَ ا عَ ة – سَ ا عَ ا تٌ |
| *Araw* | *Yawm (s) – Ayyam (pl)* | يوم - أيام | يَ و مٌ – أَ يَ ا م |
| *Buwan* | *Shahr (s) – Shuhoor or Ash hor* | شهر – شهور ، أشهر | شَ ه رُ – شُ ه و رٌ ، أَ ش هُ ر |
| *Taon* | *Sanah(s) – Sanawat (pl) or Sinin* | سنة – سنوات ، سنين | سَ نَ ةٌ – سَ نَ وَ ا تٌ |
| *siglo* | *Qarn (s) – Quroon(pl)* | قرن - قرون | قَ ر نٌ – قُ رُ و ن |

Mga Katinig
Harakat
Fathah = "a"
halimbawa بَ = Ba
Kasrah= "I"
halimbawa بِ = Bi
Dammah "u"
halimbawa بُ = Bu

Ang Alpabetong Arabik

| | | | | | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|
| *Raa* ر | *Dhaal* ذ | *Daal* د | *Khaa* خ | *Haa* ح | *Jeem* ج | *Thaa* ث | *Taa* ت | *Baa* ب | *Alif* أ |
| *Faa* ف | *Ghaieen* غ | *Aieen* ع | *Zaa* ظ | *Taa* ط | *Daad* ض | *Saad* ص | *Sheen* ش | *Seen* س | *Zaa* ز |
| | *Yaa* ى | *Yaa* ي | *Haa* ه | *Waaw* و | *Noon* ن | *Meem* م | *Laam* ل | *Kaaf* ك | *Qaaf* ق |

Para sa mga Filipinong nais mag-aral ng Arabik na LIBRE, tumawag lamang sa ating KPCCenter, 24712574 extention 111 sa mga babae, at extention 102 sa mga lalaki.









# Pagsisikap Upang Mapaunlad Ang Sarili

*Isang di makakalimutang kaganapan sa buhay ng 81 estuyanteng nag-aaral sa CITC-ICSA na nagsipagtapos ng kanilang Office Management Course. Ginanap sa China Grill Hall, Watiya Complex noong February 5, 2010, ang seremonya ng pagtatapos ay binigyang dangal ni Kagalang-galang Vice Consul Rea Oreta mula sa Philippine Embassy sa bansang Kuwait. Ayon sa ulat ni Ricky Laxa ng Al-Watan Daily, ang kaganapan ay sinimulan ng welcome remarks ng ICSA Senior Instructor na si Ms. Jenny Reyes at sinundan ng isang inspirational message ng ICSA President, Mr. Aamir. Sa kanyang pananalita, kanyang binigyang-diin ang kahalagahan ng pag-papaunlad ng sarili at mamuhay na hanggad ang pinakamimithing pagiging isang tunay na Overseas Filipino Worker bilang mga bayani ng bayan. Sa talumpati ng Vice Consul Oreta, kanyang binabati ang mga nagtatapos sa kanilang pagkuha ng karagdagang hakbang patungo sa kanilang pagpapaunlad sa sarili at binigyang diin ang kahalagahan ng pag-unlad sa pamamagitan ng patuloy na pag-aaral. Dagdag pa niya, na ang "edukasyon ay hindi nagtatapos kapag natamo na ang kinukuhang degree o kurso. Tayo ay umuunlad at nagsisikap na maging mas mahusay pa. Ang mga tao na pumaligid sa atin ay umimpluwensiya at nag-kintal sa atin ng mga kahalagahan at kakayahan at ang pagpili sa mga taong ito ay isang napakaimportanteng kinakailangan para sa atin upang mas higit pang mapaunlad ang ating mga kinaugalian." Bukod dito kanyang sinabi na ang impormasyon ay isang makapangyarihang kasangkapan at ito'y nakakamit lamang sa pamamagitan ng edukasyon, at ang kaalaman at kasanayan ay dapat na ginagamit sa mabuting paraan, hindi sa pang-aabuso ng kapwa-tao. Ang kanyang talumpati ay maayos na tinanggap ng mga nagsipagtapos. Isa ring talumpati ang ibinigay ni Honey Leah Batuigas, ang Class Valedictorian, at kanya ring binigyang diin na sa gitna ng mga paghihirap at mga pagsubok na hinaharap ng mga Filipinong manggagawa sa Kuwait, ang pagpapatuloy sa pag-aaral upang mapaunlad at mapahusay ang mga kakayahan at mga talento ay hindi dapat mapabayaan.*

*Pagkatapos ng pamamahagi ng mga sertipiko, nagbigay ng closing remarks si Mr. Yassir, ang Managing Director ng CITC, kung saan pinapasalamatan niya ang lahat pati na ang mga kasapi ng media. Kasama sa programa ang pamimigay ng plaques of appreciation, at ito ay sinundan ng reception. Kabilang sa mga nagsipagtapos with Honors (Cum Laude) ay sina Roberosa Entana, Emie Gucilatar, Virginia Olaran, Marylene Recto, Edster Onifa, Estelita Ganado, Jhon Rommell Lumio, Elizabeth Castillo, Bainesan Palti, Melinda Manuel, Mae Dolor Dag-uman, Natalia Ringor, Sherwina Siddik, Sarhana Siddik, Imelda Tabaosares, Arleen Joyce Guzman, Sheryl Pastrana, Jocelyn Balasabas, Michelle Peco, Evangeline Piamonte, Elith Salenga, Babelyn Tugon, Hebba Tawfik, Jacquiline Dela Pena, at Selyn Elo.*

*Ang CITC ay ang unang Filipino Computer Academy sa Kuwait at ang mga programa nito ay pinatitibayan ng ICSA International na may misyong tuklasin ang kaalaman, pagsasama-samahin ang mga karanasang pangkaalaman at paggamit ng mga nalalaman na mayroong isang pandaigdigang pananaw na nagtuturo sa pamamagitan ng makabago at positibong mga programang sumasang-ayon sa layuning likhain ang mga oportunidad.*





